
Sa Panulat ni:
ABBAS AI EID
Sa Aba ...
Hussein!

باللغة الفلبينية
Salin Sa Filipino

# Sa Aba... Hussein!

Nagsalin sa wikang Filipino
**MARY ANN INTO CLERIGO**

Nagsaayos ng pagsasalin sa wikang Filipino:
Lydia Babasa Aison
*English and Filipino Teacher*




Sa Panulat ni :
**ABBAS AL EID**

# HARI NG MUNDO

'Lo! Pinahahalagahan ni Allah ang mga buhay at ari-arian ng mga mananampalataya sapagkat ang hardin ay mapapasakanila: Sila ay makikipaglaban tungo sa daan ni Allah at handang mamamatay para kay Allah".

## PASIMULA

Ang pangkalahatang kilusan ng tao sa buong kasaysayan, mula pa sa simula ay walang iba kundi anilyo sa mahahabang kadena ng pagsisikap tungo sa maginhawang buhay at makahanap ng magbibigay kaligtasan sa kabutihan, kaligayahan, at kaginhawaan sa sangkatauhan.

Sa pamamagitan ng Kanyang mga Propeta at mga Sugo, binibigyang-diin ng Islam ang labanan sa pagitan ng kabutihan at kasamaan upang baguhin ang katotohanang panlipunan sa naghihingalong sangkatauhan. Ang trahedya sa Karbala ay isa sa mga anilyo ng pagsisikap; malinaw na naipakita; at nakipaglaban ang mga alagad ng kabutihan laban sa mga tagapagtangkilik ng kasamaan. Manapa'y ito ang ina ng kilusang pantao na pinabubulaanan ng paniniil at digmaan laban sa masasama, ito rin ang ina ng mga rebolusyon na naipaglaban at hanggang ngayon ay ipinaglalaban pa rin upang baguhin ang kanyang katotohanan na kinukontol ng kasamaan sa pamamagitan ng mga simbolo at mga taong may nakakapinsalang paguugali na humahadlang sa kanyang pag-unlad.

Ang nakakalunos na trahedyang ito ay nasa konsiyensiya pa rin ng bawat tao na batid ang katotohanan at ang mga pangangailangan ng tagumpay sa pangkalahatang kaunlaran ng tao at kaligayahan, sapagkat ito ay katibayan at saksing buhay sa kapangitan at kabangisan na maaabot ng tao kapag siya ay naaangkin ng kasamaan at karamutan sa pagkamit ng kanyang mga hangarin.

Nakilala ng Islam ang dalawang uri ng tao; Ang mabubuti na marangal sa kanilang pag-uugali at pananalig bilang modelo sa sangkatauhan; at ang masasama na gumagawa ng mga kabuktutan sa sangkatauhan alang-alang sa pagkamit ng kanilang kahiligan. Ang kuwentong ito ay nagpapakita ng ilang panig ukol sa nangyari sa Banal na lugar ng Karbala sa pagitan ng mga alagad ng kasamaan na pinamumunuan ni Yazid Ibin Mu'awiyah Ibin Abi Sufyan at ang tagapagtaguyod ng kapakanan ng sangkatauhan na pinamumunuan ni Imam Hussein Ibin Ali Ibin Abi Taleb ( sumakanya nawa ang kapayapaan) kasama ang pangkat ng kanyang mga kasamahan na piniling magsakripisyo ng kanilang mga kaluluwa sa dambana ng pagpapakasakit ng sarili upang makamit ang itinuro ng Islam sa kanila na ipagbunyi ang layunin at upang mailigtas ang sangkatauhan mula sa mga kalukuhan.

Si Imam Hussein Ibin Ali ( sumakanya nawa ang kapayapaan) ay ang apo ng pinakamahalagang pangkasaysayan at Islamiyang kakanyahan sa kasaysayan ng tao; Si Muhammad Ibin Abdullah; Ang selyo ng mga propeta; sumakanya nawa ang kapayapaan at mga panalangin; Ang nagpabago ng katotohanan at lipunan mula sa isang estado at iba pang lungsod at bumura ng kalupitan at pang-aapi ng tao bilang pagpapatuloy ng digmaan na nagsimula pa kay Propetang Adan (K) at naipasa pagkatapos ni Propetang Abraham (K), Moses (K), Hesus (K), at sa kanilang mga kasamahan at tagasunod.

Dagdag pa dito, ito ay malinaw na hindi dapat dumanak ang dugo maliban sa marangal na layunin para sa kapakanan ng sangkatauhan, at walang daan para sa tao na tumayong may kinikilingan sa pagitan ng kabutihan at kasamaan, sa pagitan ng tama at mali. Si Imam Hussein Ibin Ali (K), ang kanyang buong pamilya at mga kasamahan ay nagbigay-anyo sa ganitong layunin sa pamamagitan ng kanilang nakakalugod na pagsasakripisyo upang maipakita sa atin kung paano maging makatao ang tao sa sangkatauhan at ang kanyang pakikipagtulungan sa paggawa ng kabantugan sa kasaysayan ng tao.

Aming pinasasalamatan ang lahat ng bumahagi at kumalinga sa pagpapalabas ng babasahing ito sa pangmoral, pananalapi, at sa pansining.

Sumainyo nawa ang kapayapaan.

*Sa Ngalan ng Panginoon, ang Pinakamahabagin, ang Maawain*

*Paghahandog*

**sa**

**Hari ng sansinukob**

**Ang sumusunod sa mga Propeta**

**na si Ibin Al-Hasan Al-Mahdi**

Nawa'y ihanda na kaagad ng Panginoon

ang kanyang pagdating

Oh Panginoong

mapagpatawad, tanggapin

mo ang kahinaan ko at patawarin ako.

1




3




2 Si Yazid ay umupo sa trono ng kataas-taasan at kinausap ang mga tao:




4 Ibinigay ni Al- Walid ang sulat kay Al- Hussein at binasa nito ang sulat ni Yazid.



**5** Sinagot siya ni Hussein:




**6** Nabalisa na takot sa Islam, si Hussein ay umalis ng Al- Madina tumungo sa Makka.



**7** Ang mga tao sa Iraq ay nagsimulang sumulat kay Hussein at hinimok siya na pumunta sa kanilang bansa upang sila'y manumpa ng kanilang katapatan sa kanya at sila ay pamunuan.



**8** Si Hussein ay nakatangap ng labindalawang libong magkakatulad na mga sulat: (Ang mga prutas ay hinog na at ang parang ay naging berde. Kapag ikaw ay dumating magkakaroon ka ng isang libong espadang susuporta sa iyo. Ngunit kapag hindi ka dumating sa amin, kami ay makikipaglaban sa iyo sa harap ng Panginoon sa Araw ng Paghuhukom).



**9** Kaya ipinadala ni Hussein ang kanyang pinsan na si Muslim Ibin Aqil bilang kanyang kinatawan patungong Kufa.



**10** Nang pumasok si Muslim sa Kufa, ang mga tao ay pumalibot sa kanya at sapagkat siya'y embahador at kinatawan ni Hussein, labing- walong libo ang nanumpa ng katapatan sa kanya.



**11**




**12**




13 Dumating si Ibin Ziad sa Kufa at nagsimulang magbanta sa mga pinuno ng mga kaanak kasama na ang hukbo ng Damascan at nangako sa kanila ng malalaking gantimpala.


15 Umupo si Muslim sa pintuan ng isang babae na tinatawag na (Taw'ah).
Binibigyan siya nito ng tubig na maiinom... at sinabi sa kanya na siya ay estranghero sa Kufa.


14 Kaya isa - isa nilang tinalikuran si Muslim hanggang ito ay nag-iisa na lamang.


16 Nang malaman ng babae na siya ay embahador ni Hussein inanyayahan siya nito sa kanyang tahanan.

**17** Pinaligiran ng mga sundalo ang bahay ng Taw'ah.



**18** Lumabas si Muslim Ibin Aqil upang makipaglaban sa kanila matapos nitong hatakin ang pintuan bilang baluti, siya'y magiting na nakipaglaban.



**19** Marami siyang napatay at hindi siya kayang talunin ng mga ito, kaya naghukay sila ng lubak sa likuran niya at hanggang siya ay malugmok dito.



**20** Siya ay nahulog sa lubak at nabihag.



21




23




22 Ngunit hindi pa rin sila nalugod sa kanilang makahayop na pag-uugali... kaya siya'y kanilang hinatak sa kalye ng Kufa.



24



25

" Sila'y pamana ni Propetang Muhammad at hindi ako nagtitiwala sa kaninuman para sa kanila at ayaw din nila akong iwanan."

26




27




28



29 Nang madaling- araw, ang apat na libong pangkat ng mga kawal ni Umar Ibin Sa'd ang unang kumilos patungong Karbala at ang ibang mga pangkat ng kawal ay sumunod hanggang sila ay naging tatlumpung libo.



30 Sila'y nakatayo bilang hadlang sa pagitan ng kampo ni Hussein at sa tubig ng ilog Euphrates sa ikapito ng Muharram.



31 Noong gabi ng ika- siyam, lahat ng mga daluyan ng tubig ay tuyo kaya si Sakina Bint Al-Hussein ay pumunta sa tolda ni Zainab nagbabaka-sakaling siya'y makakita ng tubig: subalit,nakita niya itong nakaupo kandong ang sanggol na si Abdullah nginunguya ang dila dahil sa uhaw, siya'y nabulunan at nagsabi:




32



33




34 Noong gabi ng ika-siyam, anim na libong mga tao na pinamumunuan ni Shimr Ibin Zi Al-Jawshan na nasa huling pangkat ng mga kawal ang dumating sa Karbala.






35 Nang gabing iyon, ang mga sundalo ay nakatakdang pumunta sa kampo ni Hussein at sila'y nakalapit sa tolda nito.



36 Habang si Hussein ay nakaupo sa harapan ng kanyang tolda isinandal nito ang kanyang ulo sa kanyang tuhod, ang kanyang kapatid na si Zainab Al Kubra ay nakarinig ng mga inggay at lumapit sa kanya:



37




38 Sinampal ni Zainab ang kanyang pisngi ng may lumbay at sinabing:




39 Ang kanyang kapatid na si Abbas Ibin Ali ay lumapit sa kanya at nagsabi:




40 Siya ay tumayo at nagwika:



41 Si Abbas at ang dalawampung mga kabalyero ay umalis at nakipagkita sa kanila at nagtanong:




42 Si Abbas ay bumalik kay Hussein at sinabi sa kanya kung ano ang sinabi ng mga tao...sinabi ni Hussein...




43 Si Abbas ay bumalik sa kanila at ipinahayag ang hiling ni Hussein, ngunit hindi sila pumayag at sinabi ni Amr Ibin Al - Hajjaj Al - Zubaidi:




44 Iginugol ni Hussein at ang kanyang mga kasamahan at kapamilya ang gabi ng 'Ashura sa pagdadasal at lumuluhod na sumasamba ng may tila hugong lamang tulad ng bubuyog ang kanilang tunog.



**45** Sila'y tinipon ni Hussein at kinausap sila:

" Wala ng iba pang kasamahan na mas tapat o higit na mabuti sa aking mga kasamahan at wala ng ibang kapamilya na higit na magalang o maka- Diyos kaysa sa aking buong pamilya, nawa'y biyayaan kayo ng Panginoon alang- alang sa akin sapagkat kayo'y mabubuti at matutulungin. Hindi ko inisip na bibigyan pa tayo ng mga kalaban ng araw na higit pa bukas. Kayo'y aking ipagpaumanhin at kayo'y malaya na sa aking obligasyon. Huwag kayong makaramdam ng pagkakasala; Samantalahin ninyo ang pagkakataon habang madilim pa ay umalis na kayo, bawat isa sa inyo ay nasa kamay ng isa sa aking kapamilya.
Pabayaan ninyo ako, sapagkat walang ibang kailangan ang mga tao kundi ako..."

**46** Ang kanyang kapatid at mga anak nito at mga anak ni Abdullah Ibin Ja'far ay nagsabi sa kanya:




**47** Pagkatapos, ilan sa kanyang mga kasamahan ang tumayo isa na dito si Sa'd Ibin Abdullah Al- Hanafi ay tumindig at nagsalita:




**48**

At nagsipagtayuan nang isa-isa ang mga kasamahan at gayundin ang sinabi, at nang makita ni Hussein ang kanilang katapatan siya'y nagwika.





49
"Mga kasamahan; bukas tayo'y papatayin."
"Purihin ang Panginoon na Siyang nagbigay sa amin ng karangalan na sumuporta sa'yo at mamamatay nang dahil sa'yo. Hindi mo ba kami matatanggap na magkaroon ng kaantasang tulad sa iyo. Oh, anak ng Propeta?"
50
"Ang sinumang may mga asawa ay sasama sa kanila sa tribo ni Assad."
- Si Ibin Muzaher ay tumayo - at nagwika:
"Bakit?"
"Ang aking mga kasamahang babae ay dadakpin sa aking pagkamatay at ako'y natatakot na mangyari iyan sa inyong mga kababaihan."
51
Si Ali Ibin Muzaher ay bumalik sa kanyang tolda kung saan ang kanyang asawa ay nakatayo upang bumati sa kanya.
"Oh, Ibin Muzaher narinig ko na si Hussein ay may binibigkas na sa huli narinig ko ang higing; hindi ko maintindihan Ano ang kanyang sinabi?"
Sinabi ni Hussein na ang sinuman sa amin na may kasamang babae siya'y dadalhin sa tribo ni Assad, dahil bukas siya'y papatayin at dadakpin ang kanyang mga kasamahang kababaihan."
"At ano ang iyong gagawin?"
52
"Ihanda mo ang iyong sarili ikaw ay pupunta sa iyong mga pinsan."
- Siya'y tumayo; isinuwang ang kanyang ulo sa haligi ng tolda at nagsalita:
"Aking isinumpa sa Panginoon; ikaw ay hindi makatwiran sa akin... malulugod ka ba kapag ang mga anak ng Propeta ay madadakip at ako'y mahihiya sa harap ni Fatima Al-Zahra? Aking isinumpa sa Panginoon, damayan mo ang kalalakihan at dadamayan ko ang mga kababaihan."

53 Si Ali Ibin Muzaher ay bumalik kay Hussein na umiiyak...




54 Kinaumagahan ng 'Ashura tinawag ni Hussein ang kanyang mga kasamahan at inatasan silang magdasal. Sila'y napilitang maglinis ng walang tubig para sa ablusyon. Matapos pinanguluhan ang pagdadasal si Hussein ay nagwika:

" (Oh, Panginoon! Ikaw ang aking tiwala sa bawat kagipitan at Ikaw ang aking pag-asa sa bawat pagsubok at suliranin. Ikaw ang aking tiwala at suporta. Ilan pang kagipitan ang magpapahina ng aking puso at magpapahina ng kalooban at kung saan ang aking mga kaibigan ay bumigo sa akin at ang mga kaaway ay matutuwa; Aking hinihiling na ako'y Inyong tulungan upang lumaban at ako'y Inyong pinaginhawa at sinagot ang aking mga panalangin. Ikaw ang Ama ng bawat tulong, ang Nagmamay-ari ng bawat kawanggawa at ang Pangunahing Layunin ng bawat nais)."



55 Pagkatapos siya ay tumingin sa kanyang mga kasamahan at nagsabi:




56 Kinaumagahan sa araw na iyon, sa pangunguna ni ' Umar Ibin Sa'd ay sumalakay sila laban kay Hussein. Inilagay niya si 'Amir Ibin Al-Hajj Al-Zubaidi sa kanan ng mga sundalo at si Shimr Ibin Zi Al-Jawshan naman sa kaliwa. At sa impanteriya niya inilagay si Shibthah Ibin Al-Rubay'i at ibinigay ang bandila sa kanyang alipin na si Durayd.



**57** Hiningi ni Hussein ang kabayo ng kanyang lolo "Al Mourtajaz" at saka kanyang pinakilos ang kanyang mga kasamahan na may pitumpu't dalawang katao.
Inilagay ni Hussein si Zouhair Ibin Al-Qayn bilang komandante ng mga hukbo sa kanan at sa kaliwang bahagi naman ay si Habib Ibin Mouzaher at ibinigay ang kanyang bandila sa kanyang kapatid na si Al-Abbas.



**58** Sila'y pumuwesto kung saan ang mga bahay at mga tolda ay nasa kanilang likuran; pagkatapos sila ay nagtipon ng mga troso at mga biyas-biyas ng pununghalaman na susunugin sa kanal na kanilang hinukay nang gabi upang pigilin ang paglusob ng mga kaaway mula sa likuran.



**59** Ito'y nagpagalit sa mga kalaban at sumigaw si Shimr ng malakas sa abot ng kanyang makakaya:




**60**



61


" Ang iyong ina ay napakabuting tagapastol, ikaw ay nararapat ihawin, kasama noon.
Pagkatapos, si Muslim Ibin 'Awsaj na nais pumana sa kanya ng kanyang tudla ay pinigil ni Hussein at sinabi:
" Ayokong mag-umpisa ng away."

62


Saka lumapit si Hussein sa mga tao at ilan sa kanyang mga kasamahan at si Burayr Ibin Khudayr Al-Hamadani na nasa kanyang harapan; Si Hussein ay nagsabi:
" Kausapin mo sila, Burayr. "

63


At lumapit si Burayr at nagsabi:
" O, matakot kayo sa Panginoon, ang kapamilya ni Muhammad ay nasa pagitan ng inyong mga palad at ang kanyang mga anak, mga anak na babae't kababaihan. Ano ang inyong masasabi?"
" Sila'y aming dadakpin at hayaan ang prinsipe na si Ubaidullah Ibin Ziyad' na magpasya kung ano ang gagawin sa kanila. "

64


Sumagot si Burayr:
" Hindi niyo ba matanggap na sila'y nagbalik sa lugar kung saan sila nanggaling? Kapahamakan sa inyo mamamayan ng Kufa. Nakalimutan nyo na ba ang lahat ng inyong mga sulat at ang pangako ng katapatan na inyong isinumpa sa Panginoon?Kalamidad sa inyo. Inimbitahan ninyo ang anak ng Propeta nawa'y parusahan kayo ng Panginoon sa Araw ng Paghuhukom."
" Hindi namin alam kung ano ang pinagsasabi mo."

**65** Saka sinabi ni Burayr:




**66** Pagkatapos ay nagsimulang tumudla ng pana ang mga kawal sa kanya.



**67** Saka lumapit si Hussein at gumawa ng retorikong pagsalita bilang protesta sa kanila sa Araw ng Paghuhukom. Siya'y nagpasalamat at pinuri ang Panginoon at binanggit ang Propeta at nagdasal sa Kanya at nagsabi:



 Nang walang nakasagot.Siya'y sumigaw ng malakas at nagsabi:

" Ako'y nagsusumamo sa Ngalan ng Panginoon, kilala n yo ba ako?"

" Oo, ikaw ang ap ng Sugo ng Panginoon."

" Ako'y nagsusumamo sa Panginoon, alam mo ba na si Muhammad ang aking lolo?
Alam mo ba na si Ali Ibin Abi- Talib ang aking ama? Ako'y nagsusumamo sa Panginoon, alam mo ba na si Fatima na anak ng Sugo ng Panginoon ay aking ina?
Ako'y nagsusumamo sa Panginoon, alam mo ba na si Khadijah Bint Khuwayled na unang babaeng Islam ay aking lola?
Ako'y nagsusumamo sa Panginoon, alam mo ba na si Hamzah, ang ama ng mga martir ay tiyuhin ng aking ama?
Ako'y nagsusumamo sa Panginoon, alam mo ba na ito ay espada ng Propeta.
Ako'y nagsusumamo sa Panginoon, hindi ba ang Turban na aking isinusuot ay turban ng Propeta?
Ako'y nagsusumamo sa Panginoon, hindi ba na si Ali ang pinakamatalino, pinakamatapang na tao sa Islam, at ang hari ng bawat nananampalatayang Muslim?
Gayunpaman, pinadanak mo ang aking dugo at siya'y aking ama."

" Oo, alam naming lahat ng iyan at hindi ka namin iiwan hanggang matikman mo ang, kamatayan dahil sa uhaw."

 Nang marinig ng kanyang mga anak at kapatid na si Zainab ang kanyang sinabi sila'y napaiyak, napahagulhol, sinampal ang kanilang mga pisngi, at sumigaw.
Pinapunta niya ang kanyang kapatid na si Al-Abbas at ang kanyang anak na si Ali upang sila'y patahimikin. Sumpa ko sila'y lalong iiyak mamaya. At saka siya'y nagbigay ng ibang talumpati.

Sa aba, sa inyo: Ikaw ay sumigaw ng tulong at kami ay tumakbong papalapit, ngunit dinukot mo ang iyong sandata ng pananalig laban sa amin at sinubukang sunugin kami sa apoy na aming inihanda para sa iyong mga kaaway, ikaw ay lumapit sa kanila at naging kaanib, ngunit walang katarungan o pag-asa ang sa iyo'y ibinigay. Nawa'y ang iyong kapalaran ay maging kalunus-kalunos tulad ng iyong pag-uugali. Kami ay iyong iniwan sa kalagitnaan ng labanan, at ikaw ay tumakbo sa kasiyahan ng buhay. Nawa'y sumasaiyo ang parusa ng Panginoon, pagkat ikaw ay alipin ng bansang ito at ang itinakwil ng anumang partido, at ang lumilihis ng kanilang mga salita, mga bandido ng kasamaan at ang hininga ng demonyo... Paano ka sumanib sa mga kalaban laban sa amin? Ngunit ang kataksilan ay isang pag-uugali na nananalaytay sa iyong kalooban, sa iyong mga ugat at mga sanga, gayundin sa hangin na iyong hinihinga at ang pagkain na iyong kinakain. Na ang anak ng mga mandaraya ay umiwan sa akin na pumili sa pagitan ng kamatayan at kapahamakan. Ngunit walang daan ang panghahamak tungo sa atin. Panginoon, Kanyang Sugo, aming karangalan ang hindi pagsunod sa mga baluktot at sakim na mga tao. Nawa'y ang Panginoon magiging saksi na ako'y makikipaglaban para sa aking pamilya kahit gaano kaliit ang aming mga tagataguyod .



70 Pagkatapos, siya ay bumigkas ng nakababagbag damdaming tula, ito ay ilan sa mga berso.

Kapag kayo ay aming natalo kami ang sinaunang nagtagumpay at kapag kami'y natalo kami ay hindi pa sanay.
At kapag kaming lahat ay natumba ito ay hindi kaduwagan kundi kamatayan, at ang pangingibabaw ng iba.
At kapag ang kamatayan ay hindi dumating sa ibang tao, kung gayon, marahil ito ay sisira sa iba gaya ng pagsira
noong sinaunang mga sentenaryo.

71




72 Nang siya ay matapos at napatunayan na sila ay mali lumalabas na ang kanyang pagsasalita ay napawalang saysay.
Kanyang hiningi muli ang kabayo ng Propeta-Al-Mourtajaz at sumakay.

73 Sa panahon din iyon si 'Umar Ibin Sa'd ay lumapit at inutusan si Durayd:



74 At saka ang mga pana ay dumagsang tulad ng ulan. Sinabi ni Hussein:




75 Sila ay naglaban nang araw na iyon.



76 Nang ang alikabok ng labanan ay natapos limampu sa kasamahan ni Hussein ang napatay.



77 Napahawak si Hussein sa kanyang mahabang balbas dahil sa tanawin at nagwika:

" Ang galit ng Panginoon ay lalong lumakas sa mga Hudyo nang sila ay nagbigay ng anak na lalaki sa Kanya. Ang galit ng Panginoon ay tumindi sa mga Kristiyano nang Siya ay ginawang pangatlo sa tatlo. Ang galit ng Panginoon sa Magian ay tumindi nang sambahin nila ang araw at ang buwan. At ang poot ng Panginoon ay magiging matindi sa mga sumasang-ayon sa pagpatay sa anak ng Propeta.Isinusumpa ko sa Panginoon na hindi ako susunod anuman ang nais nila, hanggang makita ko ang Panginoon na ako ay nabahiran ng dugo."


78
Pagkatapos sila ay nagsimulang maglaban ng dalawahan, nang sunud-sunod, bawat isa ay nagpaalam kay Hussein. At walang isa sa kanila ang napatay bago sila nakapatay ng marami sa mga kalaban.
" Wa alaykum Assalam ( sumaiyo nawa ang kapayapaan) tayo na ang susunod ilan sa kanila ay namatay at ang ilan naman ay naghihintay at sila ay hindi magbabago."
"Asalamu alaykum (sumaiyo nawa ang kapayapaan) Hussein."


79 Saka lumapit si Al-Hurr kay 'Umar Ibin Sa'd at sinabi:
"Makikipaglaban ka ba sa ganitong tao?"
" Oo, sumpa ko sa Pangi-noon, ang pakikipaglaban ay napakadali pagpupugot-lang ng ulo at pagputol ng kamay.."


80
" Hindi ka ba papayag sa iminumungkahi nila sa'yo?"
"Kapag iyon ay para sa akin, aking tatanggapin ngunit ayaw iyon ng prinsipe."


81 Pagkatapos noon, si Al-Hurr ay lumapit hanggang nauuna na ito sa mga tauhan at nagsimulang lumapit kay Hussein nang unti-unti. Si Al- Mouhajer Ibin Awss ay nagtanong sa kanya:
"Ano ang iyong gustong gawin? Nais mo bang makipaglaban sa kanya?"


82 Ang kawal ay nagsimulang manginig, at si Al- Mouhajer nagsalita:




83 Pagkatapos, inakay ni Al-Hurr ang kabayo patungo kay Hussein at inilagay ang kanyang kamay sa ulo ng sabay wika:




84

Nang siya'y lumapit kay Hussein.




85



86





87 Lumakad siya sa harapan ni Hussein at kinausap ang mga mamamayan ng Kufa:

"O, mamamayan ng Kufa nawa`y ang kamatayan at mga luha ay mababawi ninyo mula sa inyong mga ina. Inimbitahan ninyo ang mabuting taong ito, at nang siya`y dumating sa inyo, siya`y inyong iniwan; inyong sinabi na isasakripisyo ninyo ang inyong mga kaluluwa para sa kanya, ngunit siya`y inyong sinalakay upang siya`y patayin, siya`y inyong pinaligiran at dinakip, siya`y inyong pinigil sa pagpunta sa malapad na lupain ng Panginoon, siya`y inyong ginawang walang kalaban-laban na bilanggo. Siya`y inyong inagawan, at ang kanyang mga kasamahang kababaihan at mga kabataan sa daloy ng tubig ng Euphrates kung saan ang mga baboy at mga aso ay umiinom. Sila`y nauuhaw; nawa`y hindi pawiin ng Panginoon ang inyong uhaw sa Araw ng matinding uhaw (Araw ng Paghuhukom) dahil sa kasamaang inyong idinulot sa kapamilya ni Muhammad."

88




89



**90** Nang payagan ni Hussein si Al-Hurr na makipaglaban. Siya'y sumakay pasulong at nagsabi:

"Ako si Al-Hurr , pupugutan
ko kayo ng ulo ng
aking espada, alang-alang sa
napakabuting tao.
At wala akong nakikita
kahit na anong kasamaan."

**91** At saka siya'y sumulong sa kanila at nakapatay ng higit sa apatnapu.



**92** Pinatay nila ang kanyang kabayo.



**93** At pinaligiran siya ng pangkat. Siya'y lumaban ng may katapangan hanggang siya'y napatay.



**94** Nang siya'y namatay, lumapit si Hussein sa kanya at nakita ang kanyang mga dumudugong sugat. Pinunasan ang dugo at buhangin sa kanyang mukha't nagsabi nito:




**95** Pagkatapos, si Al-Hurr ay isinakay ng kanyang tribo at inilibing. At saka lumabas si Burayr Ibin Khudayr Al- Hamadany upang makipaglaban at nagwika:

" Magsilapit at lumaban sa akin kayong mamamatay ng anak ng Sugo ng Panginoon at mga kaanak nito."

**96** Siya'y nakapatay ng tatlumpu sa kanila hanggang si Yazid Ibin Al-Mughfal dumating upang lumaban sa kanya at ang dalawa'y humingi ng katiyakan sa Panginoon na kung sino man sa kanila ang sumusunod sa tamang daan ay papatay sa isang naliligaw. Napatay ni Burayr si Yazid. Saka ang mga kaaway ay umatake sa kanya at siya'y napatay. Pagkatapos, si Muslim Ibin Awsajah ay lumabas tungo sa pook ng labanan at mabagsik na nakipagsagupaan.



**97** Siya'y nagpatuloy hanggang siya'y nahulog ng walang buhay.
Lumapit si Hussein sa kanyang gilid kasama si Habib Ibin Muzaher upang malaman kung si Muslim ay humihinga pa, at sinabi sa kanya:



**98** 
Pagkatapos, si Habib Ibin Muzaher lumapit sa kanya at sinabi:




**99** 
Masayang nagsigawan ang mga kasamahan ni `Umar Ibin Sa`d:
" Napatay namin si Muslim Ibin Awsajah". Nang panahong iyon, isa sa kanyang mga alilang babae ang sumigaw:
" Oh... ama oh... anak ni Awsajah". Nang marinig iyon ng kanyang anak, pumasok siya sa kanyang ina na umiiyak.




**100** At binigyan siya ng kanyang ina ng sandata at nagsabi:




**101** Siya'y lumabas at sinubukang dalhin ang sibat ngunit hindi niya makaya, kaya ito'y kanyang hinatak.



**102** Nakita siya ni Hussein at sinabi:




**104** Siya'y nakipagdigma hanggang siya ay napatay. Pinugutan siya ng ulo at itinapon ito sa kampo ni Hussein.





**103** Pagkatapos siya'y lumabas nang kumakanta:




**105** Hinawakan ng kanyang ina ang kanyang ulo at nagsalita:



**106** Saka kanyang itinapon ang ulo ng kanyang anak, kinuha niya ang haligi ng tolda at sumulong sa kalaban at nagwika:

" Ako'y mahina at matandang babae, payat at sira-sira ang damit. Ngunit ako'y matapang na lalaban sa kapakanan ng dakilang mga anak ni Fatima."

**107** Siya'y inutusan ni Hussein na bumalik. Ngunit lumapit si " Wahab Ibin Abdullah Al-Kalby. Siya'y Kristiyano at kasama nito ang kanyang asawa at ina. Lahat sila'y nagpahayag na sila'y Islam kay Hussein habang patungong Karbala. At ang kanyang ina ay lumapit at sinabi:

" Aking anak, pumunta ka at suportahan mo ang anak ng Sugo ng Panginoon."

" Iyan sana ang aking layon ang maibigay ang aking katapatan. "

**108** Siya'y pumunta sa pook ng labanan na nagsasabi:

" Kapag ako'y iyong ipagkaila, ako ang anak ni Al- Kalby. Makikita mo ako at ang aking pakikidigma. At matuto ka sa aking lakas at katatagan."

**109** Siya'y nakapatay ng ilan sa kanila at bumalik sa kanyang ina at sinabi:

" Ina, ikaw ba ay nasiyahan sa akin?"

" Hindi ako masisiyahan hanggang ika'y ma-mamatay nang dahil kay Hussein."

110




111




112




113




114
Humingi ng tulong si Wahab kay Hussein:
" Pabalikin mo siya." Sumagot si Hussien :
" Nawa ' y gantimpalaan ka ng Panginoon, bumalik ka sa mga kababaihan. Nawa`y kaawaan ka ng Diyos."
Kaya siya`y bumalik at si Wahab ay pumunta sa digmaan at napatay.


116
Ang digmaan ay nagpatuloy hanggang tanghali nang si Abu Tamam Al-Saydawi dumating at nagsabi:
" Sir, nawa`y maililigtas ka namin. Ang mga taong iyon ay dumating upang makipaglaban sayo. Isinusumpa ko sa Panginoon na hindi ka mamamatay hangga`t una akong mapapatay. Ngunit nais kong makita ang Pangi-noon, matapos ko gawin ang nakatakdang pagdarasal."


115
" Congratulations! Mapu-punta ka sa langit."
Pagkatapos itinapon nila ang pu-got na ulo ni Wahab sa kampo ni Hussein, habang ang kanyang asawa na nagpupunas ng dugo at alikabok sa kanyang mukha ay nakita siya ni Shimr. Inutusan niya ang kanyang alipin na pumalo sa kanya.
Kaya, siya'y naging unang babaeng napatay sa kampo ni Hussein.


117 Tumayo si Hussein at tumingin sa kalangitan at nagsabi:
" Iyong nabanggit at naaala-la ang pagdadasal, nawa`y gawin ka ng Panginoon na tagapagganap ng mga panalangin. Oo, ito ang simula ng Kanyang oras."
At saka wika din niya:
" Sabihin mo sa kanila na tumigil sa paglalabanan hanggang sa tayo`y makapagdasal."

**118** Si Hussein ay humiling kay Al-Hajjaj na gumawa ng adthan (tawag ng pagdadasal) ngunit sumagot si Al-Hosayn Ibin Numeir... Allaho Akbar... (Dakila ang Diyos).

" Hindi nila matatanggap iyan."

**119** Ngunit sumugod si Habib Ibin Muzaher sa kanya at pinalo ang ulo ng kanyang kabayo. Nahulog si Hosayn, ngunit dali-daling tumulong ang kanyang mga kasamahan sa kanya.



**120** Pagkatapos inutusan ni Hussein sina Zuhayr Ibin Al- Qayn at Sa'id Ibin Abdullah na tumayo sa kanyang harapan at kalahati sa kanyang mga kasamahan upang sila'y makapagdasal ng panalangin para sa takot.



**121** Pagkatapos, lahat ng kanyang mga kasamahan ay lumabas at nakipaglaban nang isa-isa, hanggang lahat sila'y napatay. Si Hussein lamang ang natira kasama ang kanyang mga kasambahay, anak ni Ali, anak ni Ja'far, anak ni Aqil, anak ni Hasan, at anak ni Hussein. Ang unang nakipaglaban sa kanila ay si Abdullah Ibin Muslim Ibin Aqil.
Siya'y lumaban at naging martir.



**122** Habang si Abbas ay sinusubukang sidlan ang walang lamang daluyan ng tubig siya'y sinugod ng mga kaaway. Pinutulan siya ng kanang kamay, siya'y patuloy pa rin sa pakikipaglaban gamit ang kanyang kaliwang kamay. Pinutol din ang natirang kamay nito, hindi pa rin siya tumigil sa pakikipaglaban dala-dala ang espada sa kanyang bibig, hanggang ang kasumpa-sumpang pamalo ay tumama sa kanyang ulo. Dahil doon, ang bagong martir ay kasama na ng iba.



**123** Saka ang batang si Al- Qasim Ibin Al- Hasan, humingi ng pahintulot na lumaban. Ngunit hindi ito pinayagan ng kanyang tiyo na si Al-Hussein.
Siya'y. lumuhod at humalik sa kanyang mga kamay at paa at humihingi ng pahintulot hanggang sinagot ito ni Hussein:
Siya'y sumugod agad sa pook ng labanan na nagsasabi:




**124** Pagkatapos, siya'y sumugod at nakipaglaban hanggang siya'y nakapatay ng tatlumpu't limang tao kahit na siya'y bata pa.



**125** Nang ang kuwerong tali ng kanyang sapatos ay naputol, lumuhod ito upang ayusin. Bigla na lang sumugod si Amir Ibin Sa`d Al- Azdy at inihampas ang sandata sa kanyang ulo.



**126** Nahulog si Al-Qasim at sumigaw: "Oh, aking tiyo." Itinaas ni Hussein ang kanyang mga kamay sa langit at sinabi:




**127** Ang huling isa sa kanyang mga kasambahay ay halos kamukha ng Sugo ng Panginoon sa anyo at pag-uugali, ay si Ali Ibin Hussein. Siya'y labingwalong taong gulang. Siya'y sumugod sa mga kalaban na nagsasabi:

" Ako si Ali Ibin Hussein Ibin Ali.
Sa Ngalan ng Panginoon kami
at ang Propeta ay nasa tama.
Isinusumpa ko sa Diyos,
na ang mandaraya ay hindi
mangingibabaw sa amin.
Aking ihahampas ang sibat sa iyo
hanggang ito`y bumaluktot.
Aking ipupukol sa iyo ang espada
hanggang ito`y pipilipit.
Ang hampas ng batang
Alawi-Hashimite."

**128** Siya'y lumaban ng may katapangan na nagpabahala sa mga tao nang marami ang nawala sa kanila. Siya'y bumalik sa kanyang ama ng may bahagyang mga sugat, at sinabi:

" Ang uhaw ay pumapatay sa akin at ang bigat ng mga baluti ay nagpapapagod sa akin.
Ako`y iinom ng tubig na magpapalakas sa akin laban sa mga kaaway."

" Aking anak, mahirap para kay Muhammad, Ali, at sa akin na ika`y hihingi ng tulong nang walang sumasagot."

**129** Sinipsip ni Hussein ang dila ng anak at ibinigay ang singsing sa kanyang bibig at sinabi sa kanya:



130 Saka siya'y napayakap sa leeg ng kanyang kabayo na nagdala sa kanya sa kampo ng mga kaaway kung saan siya'y hiniwa ng pira-piraso. At habang ang kanyang kaluluwa ay pumaitaas siya'y sumigaw ng malakas:




131 At saka si Hussein ay napalingon ng pakana`t pakaliwa, ngunit wala na siyang nakitang natira. Kahit na, si Ali Ibin Hussein Zein Al-Abideen' ay maysakit, siya`y lumabas.

Ngunit tumakbo sa kanya si Umm Kulthoum na sumisigaw:




132 At inutusan ni Hussein si Umm Kulthoum na siya'y pabalikin at sinabi sa kanya na huwag hayaan na ang lupa ay mawalan kahit isa sa angkan ni Muhammad. Sa gayon, si Hussein ay nag-iisang tumayo sa mga kababaihan, mga bata, at ang kanyang maysakit na anak.




133 Ang mga kababaihan ay nagsimulang mag-iyakan nang malakas; Siya'y lumapit sa pasukan ng tolda at nagsabi:



**134**




**135** Habang siya'y nagsasalita, si Harmalah ay pumana at tumama iyon sa lalamunan ng bata.
At inilagay ni Hussein ang kanyang kamay sa lalamunan ng bata hanggang ito'y mapuno ng kanyang dugo at itinapon ito paitaas at nagsabi :

" Panginoon, gawin po Ninyong magaan sa akin. Ano man ang mangyari sa akin ay masaksihan ng Panginoon. Panginoon, huwag Mo sanang hayaan na mas nakayayamot ang batang ito kaysa sa anak ng kamelyo ni Saleh.
Kung kagustuhan Mong hindi kami manalo, hayaang iyan ay para sa aming kabutihan."

**136** Pagkatapos, naghukay ng libingan si Hussein para sa kanyang napaslang na anak at inilibing ito nang natatakpan ng dugo. Siya'y nagdasal para sa kanya, at sumakay sa kabayo at nakatayong humarap sa kalaban na nagsasabi:




**137** Pagkatapos binanggit itong tula:

Kapag ang buhay ay itinuring na mahalaga.
Na ang langit ay mas mataas at mas marangal.
Kapag ang katawan ay ginawa para sa kamatayan,
kung gayon, ang pagpatay ng tao sa pamamagitan ng espada alang-alang sa Panginoon ay higit na mabuti.
Kung ang paghanapbuhay ay pinangungunahan ng pagpapasiya, sa gayon, ang tao ay hindi gaanong magpapahalaga sa pagkita ng higit pa. Kung ang pera ay inipon para sa pag-alis bakit ang tao'y nag-aalinlangang gumasta kung ano ang matira.
Ako'y pupunta, at hindi mahihiyang mamatay kapag ito'y para sa kadahilanan ng Panginoon.

138 Pagkatapos, hinamon niya ang mga kalaban, napapatay niya ang bawat katunggali hanggang marami siyang napatay sa kanila.



139 Nagpatuloy ang labanan hanggang siya'y napaligiran. At saka siya'y sumigaw:




140




141 At tinawag ni Shimr ang kanyang mga kasamahan:



**142** Ang mga kaaway ay umatras... ang mga anghel ay bumaba mula sa langit upang tu-mulong sa kanya ngunit hindi siya pumayag, sa anumang gagawin nila.



**143** At siya'y napalingon ng pakana't pakaliwa, ngunit wala na siyang makitang kasama maliban sa mga nuong nasa lupa.

Siya`y sumigaw:
" Mayroon pa bang ma-ngangatawan para sa akin? Mayroon pa bang tutulong sa akin?"

**144** Siya'y bumalik at sumugod sa mga tao, sumalakay sa kanan at kaliwang pakpak ng mga kaaway.




**145** Pagkatapos, sila'y nagsimulang tumudla ng pana sa kanya nang siya'y tumigil upang mamahinga nang makaramdam ng panghihina upang lumaban.
Bigla nalang may batong tumama sa kanyang noo.



**146** Habang pinunasan niya ng kanyang damit ang dugo sa kanyang mga mata, ang matulis na may lasong pana ay tumama sa kanyang dibdib. Sinabi ni Hussein:




**147** Sa sandaling iyon sinaksak siya ni Saleh Ibin Wahab.





**148** Siya'y nahulog sa kabayo at gamit ang kanyang pisngi siya'y nagsimulang tumipon ng buhangin sa ilalim ng kanyang pisngi bilang unan, at siya'y humiling sa Panginoon na nagsasabi:




**149** At sinubukan niyang tumayo ngunit nabigo, kaya siya'y umiyak at tumawag:



150




151 Pagkatapos, siya'y lumakad patungo sa pook ng labanan, tumayo at sandaling umuupo at nagtapon ng alikabok sa kanyang ulo hanggang siya'y makarating kay Hussein.




152




153 Lumapit si Amr Ibin Al- Hajjaj kay Hussein upang patayin ito. Nang tumingin siya sa mga mata ni Hussein, siya'y tumakbong palayo at sila'y nagtanong sa kanya kung ano ang dahilan ng kanyang pagbabalik:





Lumapit si Shimr at umupo sa
dibdib ni Hussein at pinutol ang
dakilang ulo nito mula sa katawan.

O... Hussein.
Nawa'y isumpa ng Panginoon ang mga
taong pumatay sa anak
ng anak ng Sugo sa malagim na paraan.

## Mga mahahalagang siyudad at mga teritoryo sa kuwento:

**1) Al Madinah (Al Munawwarah):**
Ang siyudad sa hilaga ng Peninsulang Arabiya, na kasalukuyang tinatawag na bansang Saudi Arabia. Ito ang tawag sa siyudad bago pa man ang Islamiyang Yathrib. Ito`y pinaninirahan ng dalawang Arabong tribo, ang Al- Awss at Al- Khazrag. At may iilan ding mga Hudyo.
Ito rin ang siyudad kung saan ang Propeta ay dumayo at nanirahan ng sampung taon nang magsimula ang rebelasyon, at namatay matapos ang labingtatlong taon. Ito`y isa sa dalawang mga Banal na lugar ng Islam...Ang Banal na moske ng Propeta kung saan si Imam Hussein (K) ay nagsimula ng kanyang paglalakbay mula sa Mecca patungong Kufa.

**2) Mecca:**
Ang ayos ng kinaroroonan nito ay nasa kahabaan ng 75 na kilometro pasilangan ng Jeddah. Ang Banal na siyudad kung saan ginagawa ng mga Muslim ang banal na paglalakbay. Ito rin ang siyudad kung saan ipinanganak si Muhammad (K) at nakilala. Ito ang siyudad ng kalakalan at relihiyon ng mga Arabo mula noong mga sinaunang panahon. Dito rin tumigil si Imam Hussein sa kanyang paglalakbay mula Madina patungong Kufa.

**3) Ash- Sham:**
Tinatawag ngayong Damascus, kapital ng Syria. Ito ay naging kapital ng estadong Umayyad na naitatag ni Muawiyah. Ito ay naging sentro ng mga prinsipeng Ghassan noong sinaunang panahon. Ang libingan ni Zainab at moske ng Umayyad ay nandito, at iba pang mga makasaysayang palatandaan; ito rin noon ang himpilang pangkalakalan. Ito ang siyudad kung saan ang mga hukbo ni Yazid Ibin Mu'awiyah ay naghiwa-hiwalay na pinamumunuan ni Ubaidullah Ibin Ziad sa Kufa upang makipaglaban kay Hussein (K).

**4) Al- Kufa:**
Ito ay nasa timog ng Baghdad, kapital ng Iraq, nasa pampang ng ilog Euphrates. Ito ay naging sentro ng kahariang Al-Hyrah na may magandang relasyong pulitikal sa emperador ng Persia na may relihiyong Meginismo. At sa lugar na ito tinipon ni Umar Ibin Sa`d ang mga tribo at mga pangkat sa kanyang panig upang makipaglaban kay Hussein (K).
Sa dakong huli, ito`y ginawang kapital ng estadong Islam ni Imam Ali (K). Ipinahayag ng lumang teksto na dito nagsimula ang baha na lumipol sa mga tao sa panahon ni Propetang Noah (K). Narito rin ang mga templo nina Propetang Abraham (K), Imam Ali (K), Propetang Adan (K), Noah (K), Houd (K), at Saleh (K).

**5) Karbala:**
Nasa bahaging timog ng Baghdad patungong Kufa kung saan ang kinaroroonan ng ilog Euphrates. Wala itong mahalagang kasaysayan bago ang labanang Al-Taff kung saan si Imam Hussein (K) at ang kanyang buong pamilya at kasamahan ay napatay. Dito rin namalagi at nagtayo ng kampo si Hussein kasama ang mga kababaihan at kasamahan at dito rin siya hinadlangan ni Al-Hurr Ibin Yazid Al- Riyahi na pumuntang Kufa.



**Mga kasamahan ni Imam Hussein (sumakanya nawa ang kapayapaan) na kasama niyang naging martir sa Karbala (a.s.)**

1. Burayr Ibin Khudayr Al-Hamadany.
2. Alipin ni Ziyad Ibin Abeeh.
3. Salem "alipin" ni Ubaidullah Ibin Ziyad
4. Habib Ibin Muzaher Al-Asady. .
5. Abdullah Ibin Umeir Al-Kalby.
6. Al-Hurr Ibin Yazid Al-Riyahy.
7. Ang batang Turko.
8. Wahab Ibin Abdullah Ibin Janab Al-Kalby.
9. Amr Ibin Khaled Al-Azdy.
10. Khaled Ibin Amr Ibin Khaled Al-Azdy.
11. Sa'd Ibn Hanzalah Al-Tamimy.
12. Umeir Ibin Abdullah Al-Madhajy.
13. Mouslim Ibin Awsajah Al-Asady.
14. Nafe'a Ibin Hilal Al-Jamaly.
15. Zuhair Ibin Al-Qayn Al-Yahly.
16. Abu Tamamah Al-Saydawy.
17. Sa'eed Ibin Abdullah Al-Hanafy.
18. Abdul-Rahman Ibin Abdullah Al-Yazny.
19. Yehya Ibin Salim Al-Maziny.
20. Qurrah Ibin Abi qurrah Al-Gaffary.
21. Malek Ibin Anas Al-Kahely.
22. Umar Ibin Muta' Al-Ja'far.
23. John "alipin" ni Abi Dhar Al-Gaffary.
24. Anis Ibin Ma'qil Al-Asbahy.
25. Yazid Ibin Muhajer Al-Ja`far.
26. Al-Hajjaj Ibin Masruq. (Izaner ni Imam Hussein).
27. Jinadah Ibin Al-Harth Al-Ansary.
28. Umar Ibin Jinadah.
29. Batang lalaki, ang kanyang ama ay napatay sa digmaan.
30. Abdul-Rahman Ibin Urwah.
31. Abis Ibin Shabib Al-Shakiry.
32. Shawdhab "alipin" ni Shakir.
33. Abdullah Al-Gaffary.
34. Abdul-Rahman Al-Gaffary.
35. Sayf Ibin Harth Ibn Sary.
36. Batang Turko mula sa mga alipin ni Hussein.
37. Umar Ibin Khaled Al-Saydawy.
38. Hanzalah Ibin Asa'd Al-Ajly Al-Shamy.
39. Yazid Ibin Ziyad Abu Al-Sha'thae.
40. Ibrahim Ibin Husayn Al-Asdy.
41. Urwah " alipin" ni Al-Hurr Ibin Yazid Al-Riyahy.
42. Aslam Ibin Kuthayr Al-Azdy.
43. Ali Ibin Muzaher



## Mga kasapi ng pamilya ni Imam Hussein na naging martir sa Karbala sila ay:

1. Ja'far Ibin Aqil Ibin Abi Taleb.
2. Abdul-Rahman Ibin Aqil Ibin Abi Taleb.
3. Abdullah Ibin Aqil Ibin Abi Taleb.
4. Muhammad Ibin Aqil Ibin Abi Taleb.
5. Abdullah Ibin Muslim Ibin Aqil.
6. Abdul-Rahman Ibin Muslim Ibin Aqil.
7. Muhammad Ibin Muslim Ibin Aqil.
8. Ja'far Ibin Muhammad Ibin Aqil.
9. Muhammad Ibin Abi Said Ibin Aqil.
10. Muhammad Ibin Ja`far Ibin Abi Taleb (At- tayar).
11. Ibrahim Ibin Ali Ibin Ali Taleb (At-tayar). (Sila'y mga batang pinatay matapos ang pagkamatay ni Hussein habang sila`y tumatakas sa kampo ni Ziyad)
12. Muhammad Ibin Abdullah Ibin Ja'far Ibin Abi Taleb.
13. Awn Ibin Abdullah Ibin Ja'far Ibin Abi Taleb.
14. Abdullah Ibin Al-Hussein Ibin Ali Ibin Ali Taleb.
15. Al-Qassin Ibin Al-Hassan Ibin Ali Ibin Abi Taleb.
16. Umar Ibin Al-Hasan Ibin Ali Ibin Abi Taleb.
17. Ubeidullah Ibin Abdullah Ibin Ja'far Ibin Abi Taleb.
18. Abu Bakr Ibin Ali Ibin Abi Taleb (ang kanyang ina ay si Layla, anak ni Mas'oud Ibin Khaled).
19. Umar Ibin Ali Taleb (ang kanyang ay si Umm Al-Banyn anak ni Hizam).
20. Uthman Ibin Ali Ibin Abi Taleb (kanyang ina ay si Umm Al-Banyn anak ni Hizam).
21. Ja'far Ibin Ali Ibin Abi Taleb (ang kanyang ina, Umm Al-Banyn anak ni Hizam).
22. Abdullah Ibin Ali Ibin Abi Taleb (ang kanyang ina, Umm Al-Banyn anak ni Hizam).
23. Al-Abbas Ibin Ali Ibin Abi Taleb (ang kanyang ina, Umm Al-Banyn anak ni Hizam).
24. Ali Ibin Al-Hussein Ibin Ali Ibin Abi Taleb (ang kanyang ina, Layla anak ni Abi Murrah).
25. Muhammad Ibin Ali Ibin Abi Taleb.
26. Ibrahim Ibin Ali Ibin Abi Taleb.
27. Abdullah ang sanggol (sanggol ni Hussein).

Ang bilang ng mga martir na nakipaglaban at namatay kasama ni Imam Hussein ay doble ang bilang kaysa sa mga nabanggit sa itaas ngunit nabanggit lamang ang mas kilala sa kanila.

- Ibrahim Ibin Muslim Ibin Aqil.
- Ahmad Ibin Al-Hasan Ibin Ali Ibin Abi Taleb.
- Bakr Ibin Al-Hasan Ibin Ali Ibin Abi Taleb.
- Abdullah Ibin Al-Hasan Ibin Ali Ibin Abi Taleb.
- Abdullah Ibin Al-Hussein Ibin Ali Ibin Abi Taleb.

## PAGPAPAKAHULUGAN:

**- Imam Hussein (K) Ibin Imam Ali Ibin Abi Taleb (K):**
Ang kanyang lolo ay si Propetang Muhammad (Sumakanya nawa ang kapayapaan), ang kanyang ina ay ang anak ang Propeta (SNK) na si Fatima Az-Zahra' (K). Ang lider ng banal na muling pagsilang, ang guro ng kalayaan at karangalan, tumanggi sa pagkakasuko sa mga malulupit at hindi makatarungan.

**-Abbas Ibin Ali Ibin Abi Taleb (K):**
Kapatid ni Hussein sa ama. Humawak ng simbolo ni Hussein at lider ng kanyang sundalo, siyaiy matipunong bayani, tapat na tagapagsamba; siya ay nakidigma upang magdala tubig sa kampo ni Hussein ngunit siya ay napatay bago pa man umabot sa kampo ni Hussein.

**- Zainab Al-Kubra (K) anak ni Ali ang prinsipe ng mga sumasamba:**
Kapatid ni Hussein, kanyang ka-pares sa muling pagsilang; siya'y naroon din sa Karbala, siya ay tumulong sa kanyang kapatid sa mga responsilidad.
Humiling si Hussein sa kanya na alagaan ang mga kababaihan at mga bata. Siya'y may tapang na katangian sa Kufa at Sham.

**-Qasim Ibin Imam Hasan (K):**
Ang kanyang ama ay napatay nang siya ay dalawang taong gulang, kaya inalagaan siya ni Hussein hanggang sa gulang na labing-tatlo; siyaiy nakipaglaban sa Karbala at napatay sa harapan ng kanyang tiyo.

**-Ali Al-Albar (K):**
Ang panganay na anak ni Hussein, siya'y kamukha ng kanyang lolo sa anyo at pag-uugali, kilos at katangian. Siya ay buong tapang na nakipaglaban sa kabila ng kanyang uhaw, siya ay nakapatay ng marami sa mga kalaban hanggang siya ay napatay sa Karbala.

**-Abdullah ang sumususo (K):**
Anak ni Imam Hussein (K), siya ay anim na buwang gulang, siya'y nauhaw kaya siya ay dinala ni Hussein sa mga kalaban upang mabigyan ng tubig. Ngunit siya'y pinana ng tunod ng mga kalaban na kanyang ikinamatay nang nasa dibdib ng kanyang ama.

**-Al-Hurr Ibin Yazid Al-Riyahi:**
Siya'y isa sa mga lider ng hukbo sa Kufa. Siya ay mayroong isang libong mandirigma sa ilalim ng kanyang kautusan. Ngunit alam niya ang katotohanan at kanyang natanto na siya'y mali, kaya siya ay sumama sa sandatahan ni Hussein at nakipaglaban hanggang siya ay napatay.

**-Pamilyang Wahab:**
Pamilyang Kristiyano na may ina, anak, at asawa ng anak. Nakilala nila si Hussein habang nasa daan at nagpahayag ng pagka-Islam sa kanyang harapan, sila ay sumama sa Karbala. Napatay si Wahab Ibin Abdullah sa pagtatanggol kay Imam Hussein (K).

**-Yazid Ibin Muawiyah:**
Ang pinuno ng Umayyad kanino'y si Hussein ay tumangging magbabayad ng kuwalta dahil sa kanyang pagkalasenggero at pagpatay ng mga inosente, at galit sa mga paniniwala ng Islam; at kabilang dito, kanyang sinabi: Si Hashim walang-dayang namamahala subalit walang Koran o kaya'y Sugo.

**-Umar Ibin Sa'd:**
Isa sa mga prinsipe ng hukbong Umayyad.
Siya ay nahikayat ni Ibin Ziad na makipaglaban kay Imam Hussein (K) sa gantimpalang gagawin siyang pinuno sa teritoryong Ray ng sampung taon, ito ay kanyang tinanggap at nakipaglaban dala ang kanyang anim na libong mga tao; ngunit siya ay dinaya at hindi natupad ang ipinangako sa kanya.

**-Ubaidullah Ibin Ziad:**
Siya ay ginawang pinuno ni Yazid Ibin Muawiyah sa Kufa; siya ang naghanda ng mga sundalong makipaglaban kay Imam Hussei (K).

**-Shimr Ibin Zi Al-Jawshan:**
Isa sa mga prinsipe ng hukbong Umayyad, siya ay nakipaglaban kay Imam Hussein (K) sa Karbala; siya ay malisyoso sa kanyang paniniwala at pag-uugali, naisalaysay na siya ang pumatay kay Imam Hussein (K), at nakagawa ng pinakamasamang krimen sa Karbala sa araw ng Ashura.

**Halaw sa mga:**

1. (Maqtal Al-Husain) lil-Kawarizmy.
2. (Waq'at Al-taff) lil-qazwiny.
3. (Wasilat ad-darayn fy Ansar Al-Hussein) lil-zinjany.
4. At iba pang mga pinaghalawan.